# Ang Sakit Na Thalassemia Sa Hanay Ng Mga Asyano




**Tagalog**

**AAPCHO**
*Association of Asian Pacific Community Health Organizations*

## Ano Ang Thalassemia?

Ang Thalassemia ay isang sakit sa dugo na maaring manahin at ipamana. Ang mga may sakit ng Thalassemia ay nahihirapang gumawa ng sapat na hemoglobin sa kanilang red blood cells. Ang hemoglobin ay ang bahagi ng red blood cells na naghahatid ng oxygen mula sa mga baga tungo sa lahat ng parte ng katawan. Lahat ng tissues sa katawan ay nangangailangan ng oxygen. Kung walang sapat na hemoglobin sa red blood cells, walang sapat na oxygen para sa mga tissues. Kapag uhaw ang tissues sa oxygen, hindi ito gagana ng husto.

## Paano Nakukuha Ang Sakit Na Thalassemia?

Ang Thalassemia ay namamana lamang — "nasa dugo ng pamilya" kung sabihin baga. Hindi maaring mapulot lamang ang Thalassemia o mahawa mula sa isang maysakit. Lahat tayo ay nagmamana ng maliliit na "building blocks" o "genes" mula sa ating mga magulang. Itong mga genes ang nagpapasiya kung ano ang magiging itsura natin — ang kulay ng ating mata't buhok — at kung bakit kahawig natin ang ating mga kapamilya magdaan man ang maraming henerasyon. Bukod sa itsura, dinadala rin ng genes ang mga sakit. Kaya ang ilang sakit ay




sinasabing "nasa pamilya." Ang genes na gumagawa ng hemoglobin ay naipapasa mula sa mga magulang hannang sa mga anak, at dala nito ang mga kapansanan o sakit.

## Sino Ang Nagmamana Ng Thalassemia?

Sinumang may mga magulang na may Thalassemia sa genes nila ay maaring magkaroon ng sakit. Ang



sakit ay pangkaraniwan sa mga taga Mediteranyo (Greece at Italy), Gitnang Silangan (Iran, Israel, Turkey), Asya at Timog-Silangan (China, Thailand, Philippines). Sa lahat ng mga taong ito, ang Thalassemia ay pinaka-karaniwan sa mga taga Timog-Silangan.

## Ang Sakit Na Thalassemia

May dalawang uri ng Thalassemia — ang Alpha Thalassemia at Beta Thalassemia.

## Alpha Thalassemia

Grabe ang Alpha Thalassemia Major. Sa halos lahat ng kaso, ito'y nagreresulta sa hydrops fetalis o pagkamatay ng sanggol sa panganganak at iba pang mga problema para sa ina. Apektado na ang sanggol sa simula pa lamang, at ito'y namamatay bago isilang o sa maigsing panahon matapos isilang.

Ang isa pang tipo ng Alpha Thalassemia ay ang Hemoglobin H Disease. Sinasanhi nitong gumawa ang katawan ng mas kaunting red blood cells, at ang kondisyong ito ay siya namang nagdudulot ng mga maseselang problema sa kalusugan.

## Beta Thalassemia

Ang Beta Thalassemia Major (tinataguriang Cooley's Disease) ay hindi kaagad nahahalata sa pagsilang. Karaniwan, ang mga sintomas ay lumalabas matapos ang unang tatlong buwan sa buhay ng sanggol. Mapapansin sa sanggol ang pamumutla ng balat, kawalang ng gana sa pagkain, pagkamayamutin, at di-paglaki. Kapag hindi na-

diagnose agad ang kondisyon, magbabago ang balangkas ng mga buto ng sanggol; ito'y magiging anemic (kakulangan ng red blood cells) at maaring mamatay kung hindi magamot agad. Ang sanggol na may Beta Thalassemia Major ay kailangang salinan ng dugo buwan-buwan upang mabuhay.

Ang mga iba pang tipo ng Beta Thalassemia ay ang Thalassemia Intermedia at ang Hemoglobin E-Beta Thalassemia. Hindi gaanong grabe ang mga ito. Nguni't pinagkukulang pa rin nila ang paggawa ng red blood cells kaya't ang ma sakit ay madaling mapagod, mabagal lumaki, madalas dapuan ng mga impeksyon, at maaring magkaroon ng iba pang problema sa kalusugan. At saka maraming maysakit ng E-Beta Thalassemia ay mangangailangan ng regular na pagsasalin ng dugo.

## Thalassemia Trait

Alpha at Beta Thalassemia traits ay ang pinakapangkaraniwang anyo ng Thalassemia. Ang trait ay hindi isang sakit. Ang taong may Thalassemia trait ay maaring mahusay ang pakiramdam at walang problema sa kalusugan.

## Paano Malalaman Kung Dala Mo Ang Trait?

Sa pamamagitan ng screening tests o pagsusuri, maaring malaman kung ikaw ay may Thalassemia trait. Sa unang pagsuri, kukuha ng ilang patak ng dugo sa dulo ng daliri upang tingnan kung may problema ka sa dugo. Kung may makitang dikaraniwan sa dugo, isa pang pagsuri na tinatawag na *Hemoglobin Electrophoresis* ang



maaring gawin. Kukuha ng kaunting dugo mula sa ugat upang siguruhin ang diagnosis.

## Paano Mababawasan Ang Pagkabahala Tungkol Sa Thalassemia?

1 Kumuha pa ng impormasyon tungkol sa Thalassemia — kung ano ito, sino ang tinatamaan, at bakit mahalaga ang screening. Tanungin ang doktor o ang iyong health center tungkol dito.

2 Magpasuri o magpa-screen — tingnan kung dala mo at ng iba pang miyembro ng pamilya ang Thalassemia trait.

3 Ang mga magkabiyak na parehong may Thalassemia trait ay maaring humanap ng genetic counseling upang malaman ang mga panganib na maaring harapin sa pagbubuntis.

4 Ipa-screen ang bagong-silang na sanggol upang malaman agad kung may Alpha Thalassemia. Pag na-diagnose kaagad, maaring magamot nang maaga at maalagaan ang sanggol nang mas mainam.

## Ilang Mahalagang Impormasyon Na Dapat Tandaan Tungkol Sa Thalassemia

- Ang Thalassemia ay isang sakit sa dugo na maaring manahin o ipamana. Ibig sabihin, maari itong ipasa sa mga susunod na henerasyon.
- Lubhang maramig ang kaso ng Thalassemia sa mga Asyano at mga taga Timog-Silangan.



- Ang pagiging "trait carrier" ay nangangahulugang ikaw ay nagdadala ng gene na may Thalassemia, kahit na ikaw mismo ay hindi apektado ng sakit. Maari kang mabuhay nang normal at malusog, anemic nga lang nang kaunti.
- Kung dalawang carriers ay magpasiyang magkaanak, maari nilang ipasa ang Thalassemia gene sa sanggol. Ang sanggol ang siyang magkakasakit ng Thalassemia.
- Maaring ipasuri ang dugo upang malaman kung ikaw ay trait carrier ng Thalassemia. Ayon sa resulta, maaring kang gumawa ng mga angkop at mahusay na desisyon tungkol sa pag-aanak.
- Karamihan ng mga anyo ng Thalassemia ay maaring ipagamot. Maaring mailigtas ang buhay ng sanggol kung malaman agad na siya'y may Thalassemia. Tunay na mahalaga ang maagang diagnosis.

## Sino Ang Dapat Kontakin Kung Kailangan Pa Ng Impormasyon?

Tandaan, ang Thalassemia ay madalas makita sa mga Asyano at taga Timog-Silangan, at ang kaalaman tungkol sa sakit na ito ay maaring magligtas sa buhay ng inyong pamilya. Kung ibig pa ng mas maraming impormasyon tungkol sa Thalassemia, kontakin ang inyong doktor o health center. Maari silang kausapin tungkol sa pagpapa-screen upang malaman kung kayo ay may Thalassemia trait.

This brochure is available in English, Chinese, Korean, Laotian, Tagalog and Vietnamese.



✓Funding provided by the Bureau of Maternal and Child Health and Resources Development.
1996

Illustrated by Ellen Joy Sasaki
Designed by Peter Matsukawa